## ANG PAGBABATAS (TASHREE’) AY KARAPATAN LAMANG NI ALLAH

Ang kahulugan ng Tashree’ (‘Legislation’/pagbabatas) ay ang mga alituntunin o patakaran na inilahad ni Allah para sa Kanyang mga alipin, katulad ng lamang ng manhaj (pamamaraan) na dapat nilang sundin sa kanilang paniniwala at mga gawain [ibadah], mga Tahleel (ang mga bagay na itinakda bilang halal), at Tahreem (mga bagay na itinakdang haraam). Kaya naman, hindi pinahihintulutan ang sinuman na ideklara ang anumang bagay bilang halaal maliban sa kung ano ang idineklara ni Allah bilang halaal. Gayundin, hindi pinahihintulutan ang sinuman na ideklara ang isang bagay bilang haram maliban na lamang kung ito ay idineklara ni Allah bilang haraam.

Sinabi ni Allah:

وَلَا تَقُولُواْ لِمَا تَصِفُ أَلۡسِنَتُكُمُ ٱلۡكَذِبَ هَٰذَا حَلَٰلٞ وَهَٰذَا حَرَامٞ لِّتَفۡتَرُواْ عَلَى ٱللَّهِ ٱلۡكَذِبَۚ إِنَّ ٱلَّذِينَ يَفۡتَرُونَ عَلَى ٱللَّهِ ٱلۡكَذِبَ لَا يُفۡلِحُونَ

116. At huwag kayong magsabi tungkol sa anumang iginigiit na kasinungalingan ng inyong mga dila: [nagsasabing] “Ito ay pinahihintulutan at ito ay bawal” upang kayo ay makapaglubid ng kasinungalingan laban sa Allah. Katotohanan, yaong mga naglulubid ng kasinungalingan laban sa Allah ay hindi kailanman magtatagumpay.

An-Nahl | Surah 16 verse 116

Sinabi rin ni Allah:

قُلۡ أَرَءَيۡتُم مَّآ أَنزَلَ ٱللَّهُ لَكُم مِّن رِّزۡقٖ فَجَعَلۡتُم مِّنۡهُ حَرَامٗا وَحَلَٰلٗا قُلۡ ءَآللَّهُ أَذِنَ لَكُمۡۖ أَمۡ عَلَى ٱللَّهِ تَفۡتَرُونَ

59. Sabihin: “Nakita ba ninyo ang anumang panustos na ibinaba ng Allah para sa inyo [ang iba nito ay] ginawa ninyong bawal at [ang iba ay] marapat?” Sabihin: “Pinahintulutan ba ng Allah para sa inyo [na ito ay inyong gawin] o kayo ay naglubid ng kasinungalingan laban sa Allah?”

Yunus | Surah 10 verse 59

Pagkagayun, ipinagbawal ni Allah ang Tahleel at Tahreem nang walang anumang patunay mula sa Kitab [QURAN] at Sunnah. Ipinagbigay alam sa atin ni Allah na ito ay isang pagsisinungaling laban sa Kanya tulad na lamang nang binanggit Niya sa atin na sinuman na ginawa niya ang isang bagay na obligado o di kaya’y ipinagbawal niya ito, nang walang patunay, ay itinakda niya ang kanyang sarili bilang katambal kay Allah patungkol sa isang bagay na itinangi Niya [ALLAH] para sa Kanyang sarili – at ang bagay na ito ay ang tashree (ang pagbabatas/legislation).

Sinabi ni Allah:

أَمۡ لَهُمۡ شُرَكَٰٓؤُاْ شَرَعُواْ لَهُم مِّنَ ٱلدِّينِ مَا لَمۡ يَأۡذَنۢ بِهِ ٱللَّهُۚ وَلَوۡلَا كَلِمَةُ ٱلۡفَصۡلِ لَقُضِيَ بَيۡنَهُمۡۗ وَإِنَّ ٱلظَّٰلِمِينَ لَهُمۡ عَذَابٌ أَلِيمٞ

21. O, sila ba ay may katambal [na ibang mga diyos] na nagtakda [o nagtatag] para sa kanila ng relihiyon na hindi pinahintulutan [o sinang- ayunan] ng Allah? At kung hindi lamang sa matibay na salita [ng Allah], marahil ito ay [malaon nang] napagpasiyahan sa kanilang pagitan. At katotohanan, para sa mga mapaggawa ng kamalian, sa kanila ay isang mahapding parusa.

Ash-Shooraa | Surah 42 verse 21

Siya, na sumunod sa isang Musharri' (yaong gumagawa ng Tashree) maliban kay Allah, nalalaman niya ito at nalulugod siya dito, pagkagayun, siya ay nagtakda ng katambal kay Allah.

Sinabi ni Allah:

" وَإِنۡ أَطَعۡتُمُوهُمۡ إِنَّكُمۡ لَمُشۡرِكُونَ"

.”..At kung sila ay inyong sundin, magkagayon, tunay na kayo ay mapabibilang sa [hanay ng] mga nagtatambal [sa Allah].

Al-An'aam | Surah 6 verse 121

Nangangahulugan, na sinuman na sumunod sa kanila na pinahihintulutan nila kung anuman ang ipinagbawal ni Allah – siya ay nakagawa ng Shirk [pagtatambal].

Ipinagbigay alam ni Allah sa atin na yaong mga sumusunod sa kanilang mga monghe at mga rabbi [pastor] sa kanilang pagtatakda na halaal yaong mga itinakda ni Allah bilang haraam, at sa kanilang pagtatakda na haraam kung ano man ang ginawa ni Allah bilang halaal – na kanilang itinuring ang kanilang mga monghe bilang mga diyos maliban kay Allah.

Sinabi ni Allah:

ٱتَّخَذُوٓاْ أَحۡبَارَهُمۡ وَرُهۡبَٰنَهُمۡ أَرۡبَابٗا مِّن دُونِ ٱللَّهِ وَٱلۡمَسِيحَ ٱبۡنَ مَرۡيَمَ وَمَآ أُمِرُوٓاْ إِلَّا لِيَعۡبُدُوٓاْ إِلَٰهٗا وَٰحِدٗاۖ لَّآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَۚ سُبۡحَٰنَهُۥ عَمَّا يُشۡرِكُونَ

31. Kanilang itinuturing ang kanilang mga ahbar at mga monghe bilang kanilang mga panginoon bukod sa Allah, at [kanilang itinuring din bilang kanilang panginoon] ang Mesiyas, anak ni Maria samantalang sila [mga Hudyo at Kristiyano] ay hindi inutusan [sa Torah at Injeel] maliban na sambahin ang Isang tanging Diyos. Walang diyos maliban sa Kanya. Luwalhati sa Kanya [sadyang napakalayo Niya] mula sa anumang kanilang itinatambal [sa Kanya].

At-Tawbah | Surah 9 verse 31

Nang marinig ni Adee ibn Hatim radhiyallahu ‘anhu ang ayah na ito, sinabi niya, “Oh Sugo ni Allah, hindi namin sila sinasamba.” Sinabi ng Sugo ni Allah sallallahu ‘alayhi wa sallam, “Hindi ba’t ginawa nilang haram kung ano man ang itinakda ni Allah na halaal at kayong lahat ay ginawa niyo ito bilang haram, at [pagkatapos] ay ginawa bilang halaal yaong itinakda ni Allah bilang haram at kayong lahat ay ginawa niyo itong halaal?”

Tugon niya, “Tunay nga.” Sinabi ng Sugo ni Allah sallallahu ‘alayhi wa sallam, “Yan ang inyong pagsamba sa kanila.” (At-Tirmidhee 3/247)

Si Shaykh Abdur-Rahman Ibn Hasan ay nagsabi, “Ang hadith na ito ay patunay na ang pagsunod sa mga monghe at mga rabbi /pastor habang kalakip nito ang pagsuway kay Allah ay pagsamba sa kanila. Ito ay shirk akbar na hindi pinapatawad ni Allah, tulad nang sinabi ni Allah sa huling bahagi ng ayah na ito:

“...Samantalang sila [mga Hudyo at Kristiyano] ay hindi inutusan [sa Torah at Injeel] maliban na sambahin ang Isang tanging Diyos. Walang diyos maliban sa Kanya. Luwalhati sa Kanya [sadyang napakalayo Niya] mula sa anumang kanilang itinatambal [sa Kanya].”

At-Tawbah | Surah 9 verse 31

Kahalintulad din nito ay ang salaysay ni Allah:

وَلَا تَأْكُلُوا۟ مِمَّا لَمْ يُذْكَرِ ٱسْمُ ٱللَّهِ عَلَيْهِ وَإِنَّهُۥ لَفِسْقٌ ۗ وَإِنَّ ٱلشَّيَٰطِينَ لَيُوحُونَ إِلَىٰٓ أَوْلِيَآئِهِمْ لِيُجَٰدِلُوكُمْ ۖ وَإِنْ أَطَعْتُمُوهُمْ إِنَّكُمْ لَمُشْرِكُونَ

121. At huwag ninyong kainin ang anumang [karne] na ang Ngalan ng Allah ay hindi binanggit [habang kinakatay], sapagka’t katiyakang ito ay malubhang pagsuway [sa Allah]. At katiyakan, ang mga demonyo ay nagbigay-sigla sa kanilang mga wali [kampon mula sa sangkatauhan] upang makipagtalo sa inyo, at kung sila ay inyong sundin, magkagayon, tunay na kayo ay mapabibilang sa [hanay ng] mga nagtatambal [sa Allah].

Al-An’aam | Surah 6 verse 121

Maraming tao ang nahuhulog dito kaugnay nila kung kanino sila ay nagsasagawa ng taqleed (o bulag na pagsunod) dahil sa kanilang kakulangan sa pagpapahalaga sa daleel (mula sa Kitab – Quran, at ng Sunnah). Ang ganoong gawain ay mula sa ganitong uri ng Shirk (ie. Shirk sa Tashree).” (end quote – Shaykh Abdur-Rahman Ibn Hasan )

Kaya naman, ang pagkapit sa Pagbabatas [Tashree] ni Allah at pagtalikod sa Pagbabatas ng iba maliban sa Kanya ay mula sa mga pangunahing kondisyon ng La ilaha illallah. At si Allah ang tunay na hinihingan ng tulong.

(ISINALIN NI NUR AD-DEEN MULA SA “WHAT YOU MUST BELIEVE ABOUT YOUR CREATOR” pg. 70-72)

KOMENTARYO NI NUR AD-DEEN

Kung naunawaan lamang ng nagbabasa ang mga puntong inilahad sa libro na ito, hindi na siya malilito kung bakit itinuring ng ating mga ulamaa ang pakikilahok sa Demokrasiya (o sa madaling salita ay pulitika) ay maaaring humantong sa pagtatambal kay Allah

Ang reyalidad ng Demokrasiya ay isa itong systemang sekular. At ano ba ang kahulugan ng sekularismo?

Ang sekularismo ay isang ideolohiya na kung saan pinaghihiwalay ang estado mula sa relihiyon. Ibig sabihin ang relihiyon ay inaalisan ng ugnayan at karapatan sa pamamahala sa isang estado o isang bansa.

At, ano na man ang implikasyon nito? Sa higit na mas malinaw na pagpapaliwanag, sa madaling salita, ang mga sekularista ay naniniwala na si Allah, na Siyang natatanging al-Hakeem, ar-Rabb, ay walang karapatan sa pamamahala at walang karapatan sa tashree. Naniniwala ang mga sekularista, katulad ng nabanggit sa hadith ni Adi ibn Hatim, na katulad ng mga monghe at rabbi, ang mga tao lamang ang siyang may karapatan sa pagtatakda ng batas – ng mga halaal at haraam.

Sa praktikal na halimbawa, ang sekularismo ay umiiral sa system ng demokrasyo, at ito ay nagsisilbing pinakadiwa nito. Sa pamamahalang demokratiko, hinati ang kapangyarihan ng pamamahal na dapat sana ay para lamang kay Allah, sa tatlo:

Una, ang legislative branch. Ang sangay na ito ay responsable sa pagtatakda ng batas, ng mga bagay na halaal at haram na siyang mananaig na patakaran sa pmamahala sa estado. Ang karapatan ni Allah sa tashree ay inaalis mula sa Kanya, at itinatambal nila kay Allah ang mga mambabatas – mga senador at kongresista na sila ang nagsisil, bilang mas nakatataas kay Allah. Kung hindi ito shirk akbar, ano na lang ang kahulugan ng shirk? Kung napagkasunduan ng nakararaming bilang ng mga mambabatas, na inihalal ng mga sekularista sa kanilang posisyon, na pahintulutan ang alak o prostitusyon, sa kabila ng lantaran itong ipinagbabawal ni Allah, ay yun ang kanilang magiging batas! Subhanallah! Ito ay pagturing kay Allah sa paraang hindi makatarungan.

Pangalawa, ang judiciary branch. Ang sangay na ito ang siyang responsible sa pagbibigay ng hatl sa sinumang lumabag sa batas na napagkasunduan ng mga mambabatas – o ang tinatawag na konstitusyon. Sa madaling salita, sila ay naghahatol gamit ang batas na walang batayan sa Quran, at Sunnah. Sinabi ni Allah:

وَمَن لَّمۡ يَحۡكُم بِمَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡفَٰسِقُونَ

"...At sinumang hindi humatol nang ayon sa ipinahayag ng Allah, magkagayon, sila yaong mga suwail."

Al-Maidah | Surah 5 verse 47

Pangatlo, ang executive branch. Ito ang sangay na kinabibilangan ng Pangulo, ang siyang pinakamataas nilang musharri – isang malaking taghut, kanyang mga kabinete, mga sundalo at kapulisan. Ang trabao nila ay ipatupad ang konstitusyon – ang kabuuang batas na napagkasunduan ng kanilang mga mambabatas – at ito ay isang gawaing kufr akbar. Sinabi ni ALLAH:

ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ يُقَٰتِلُونَ فِي سَبِيلِ ٱللَّهِۖ وَٱلَّذِينَ كَفَرُواْ يُقَٰتِلُونَ فِي سَبِيلِ ٱلطَّٰغُوتِ فَقَٰتِلُوٓاْ أَوۡلِيَآءَ ٱلشَّيۡطَٰنِۖ إِنَّ كَيۡدَ ٱلشَّيۡطَٰنِ كَانَ ضَعِيفًا

76. Yaong mga naniniwala ay nakikipaglaban sa Landas ng Allah at yaong mga di-naniniwala ay nakikipaglaban sa landas ng taaghoot [ng satanas]. Kaya makipaglaban kayo sa mga kampon ng satanas. Katotohanan, ang balakin ng satanas ay sadyang marupok [at mahina].

An-Nisaa' | Surah 4 verse 76

Ito ay pahapyaw lamang ng kabuuang usapin patungkol sa usaping shariah at demokrasya. Nawa'y nakatulong ito na magkaroon tayo ng kahit kaunting pag-unawa lamang lalo na't ito ay usaping aqeedah – sa pagitan ng tawheed at shirk.

DOWNLOAD:
https://www.google.com/url?sa=t&source=web&rct=j&opi=89978449&url=https://www.kalamullah.com/Books/whatYouMustBelieve.pdf&ved=2ahUKEwjpsPPynsCMAxX7zjgGHSeWBVcQFnoECB4QAQ&usg=AOvVaw3LntAoddkUX4t2ZhIiPoZn